# SALITA AT BÚHAY
## NA PINAGDAANAN
— NI —
# ISABELA
## SA CAHARIANG PORTUGAL




Maynila, 1918
LIMBAGAN AT AKLATAN
— NI —
J. MARTÍNEZ
34-36 P. Moraga, 108 P. Calderón at
253 Cabildo, Intramuros
TELÉFONOS 5005 y 3283

TAGALOG METRICAL ROMANCES



# SALITA AT BÚHAY

## NA PINAGDAANAN

# NI ISABELA,

## SA CAHARIANG PORTUGAL

Sa reinong Portugal ng panahóng una
may sinasalitá na isang bihasa
na si Fr. Antonio ang pangalan niya
dito,i, pinalimbag munting ceremonia.

Anang maalindóg padreng predicador
sa reinong Portugal, sacop at canoynóy,
na villang malaqui, nasasabi doon
sa isá ngang librong pangala,i, Corpión.

Ang pagcasasabi sa naturang villa
ay may pobre roong dalauang mag-iná,
ang cuevang tahanan na caisáisá
ualáng mautusan lalaquing casama.

Ang nacahihirap sa canilang búhay
baquit pulubi na, asaua,i, namatáy,
bugtóng na bulaclác caniyang naiuan
sa ináng ma-irog dating mapalayao.

Ang mga pangalan ay tuturan co na
Fabiana ang iná,t, anác, Isabela,
cometang sumicat sa sacop ng villa
na quinalulugdán ng maraming matá.

Palibhasa ngani ay caugalian
alin mang bulaclác na nasa sa tangcay,
sa masamiyóng bangó ay linalapitan
sarisaring ibon na nagsisidalao.

Calidad ng tauo naman ay gayon din
capag-magandá na,i, pangangasauahin,
ang nagsisiligao di sucat sabihin
daming natutuá na may sintang angquin.

Lalong nagbibigay ng gandá at diquit
sa cay Isabelang loób na malinis,
yaóng pagsisilbing sa iná ay labis
lalo pa sa Dios na Hari ng Langit.

Panata sa puso,i, tanim na laon na
ang pagdedevoción sa Vírgen María,
pangacong matibay capagcabata na
na di sisirain ang pagca-dalaga.

Manang isang arao ang iná,i, nangusap
bugtóng na anác co, sinta co at liyag,
mag-asaua ca na,t, siya bagáng dapat
at ng cata nama,i, di lubhang mag-hirap.

Ang calagayan mo ay parang salamín
sa arao at gabi,i, di ibig lisanin,
at di malingatán matá ng pagtingín
na bacá anaquin lamat ay sapitin.

Ani Isabelang sagót na malubáy
sa caniyang iná,t, lúha ang casabay,
di po malalaglag bulacl\ác sa tangcay
cundi nga sa Dios maguing calooban.

Pagcadalaga co,i, cung masira iná
palad co na naman cay Cristong talaga,
nguni,t, ang devoción na aquing sandata
sa planetang lihís ay nacasasanga.

Ang iná co naman di dapat malumbay
sa pagsagót co pong parang lapastangan,
at malayo mandin sa aquing catauán
aco,i, mag-asaua sa sino,t, alin man.

Panata ng púso,t, ng aquin pong loób
ang pangacong tunay sa Amáng sumacop,
halaman ni Cristong icanim na utos
at ang icapitó,i, malayo sa loób.

Hindi co rin hangad sa aquing sarili
ang layao sa mundo na pagmamalaqui,
at ang catuaán na mapapa-alí
hirap sa infiernong di sucat masabi.

Ano pa,t, sa aquin na mga acala
sa capua tauo ay magpacababa,
maapi man acó sa balát ng lúpa
sa gloria ni Cristo lamang sumagana.

Ang madlang pabangó,t, joyas na maquináng
di co ninanasang sangcap sa catauán,
marahil panilo ng demonio,t, laláng
yaríng caloloua,i, cahinahinayang.

Caya po iná co,i, huag mong ipilit
sa aquin ang iyong adhicá sa dibdib,
ang magpenitencia ang siya cong ibig
lalong tuá yaón ng Dios sa langit.

Sa sagót na yaón sa ináng magulang
di man nacaquibo,t, tantong catuiran,
vanidad ng mundo,i, di rin nauaualán
daming lumalapit na nagsisiligao.

Sa gayón ng gayón ang pobreng mag-iná
nanagál sa hirap dito nga sa villa,
sila,i, nangangahoy sa baya,i, magtindá
ang naguing oficio,t, pagcabuhay nilá.

Sa maghapong arao mabuti ng hanap
tuá na sa púso ang macasicapat,
sabihin pa bagá ang pasasalamat
sa Dios na Haring gumauá ng lahat.

Di co pag-aanhin ng humabang arao
pamamahay nila,i, tahimic mahusay,
itóng pobreng iná,i, dinatnán ng damdam
saquít na tumama,i, panganib ang lagay.

Nang magcasaquít na,i, narito ang hirap
baquit ualá nangang magagastang pilac,
isa pa,i, malayo sa loob ng ciudad
at ualáng médicong sucat na matauag.

Sabihin pa bagá ang hapis at lunos
nitóng Isabelang matimtimang loob,
lalapit sa ináng luha,i, umaagos
uupó sa siping na naghihimutóc.

Saca tatanungin ng sabing ganitó:
alin baga inang ang dinaramdam mo,
acóng iyóng anác ngayo,i, naririto
antabay sa lahat na iuutos mo.

Ang tugón ng iná ¡ay anác cong guilio
salamat sa mga tanong mo sa aquin,
aco,i, ualang ibá na idinaraíng
cundi ang hirap-táng nagcasapín-sapín.

Hayo na bunsó co at mamulot ca na
ng cahoy sa parang at iyóng itindá,
sa loob ng ciudad bucas ng umaga
at ng tayo nama,i, mayroong magasta.

Naquiquita mo na yaríng ating lagay
sagana sa madlang mga cahirapan,
at lalo na ngayóng aco,i, magcaramdam
nag-iisa ca ng naghahanap búhay.

Cung gayón aniya ani Isabela
bago po cata iuan cumain muna,
at ng hindi naman lubhang alaala
dini sa pag-alis na cung maiuan ca.

Ng macacain na,i, huminging bendición
mabait na anác sa ináng may ampón,
at saca lumacad daladalá,i, bacol
namulot ng mga nagcalat na cahoy.

Ng mapunó nanga ang daladalahan
ay agad umuí sa canilang bahay,
at ipinaquita sa ináng may damdam
ang tanang napulot na cahoy sa parang.

Maquita ng iná ay napasalamat
sa Dios ang una,t, sa Virgeng marilág,
at saca uinicang bucas mo ilacad
ng pagca-umaga sa loob ng ciudad.

Madali,t, salita,i, ng pagca-umaga
mulíng pinacain ang caniyang iná,
saca ng matapos lumacad na siya
at sa caharian doon ay nagtindá.

Yaóng tindang cahoy ano,i, sa maubos
umuí na siya nama,t, nagpalimós,
pagdating sa iná nama,i, inihandóg
tanang pinagbilhán at auang caloob.

Sa gayón ng gayón cung ilán ng arao
ang saquít ng iná,i, lumulubhá naman,
ang cay Isabelang loob na timtiman
sa pag-aalaga,i, di humihiualay.

Sa oras ng gabí,i, cung matapos siya
ng pagpapacain sa caniyang iná,
babasa ng libro,t, pangangaralan pa
ng ipagsisisi sa guinauáng sala.

Pinagpupuyatang hindi natutulog
pagtingín sa iná ay lubós na lubós,
cahit salaguimsim ualang samáng loob
taimtim sa puso ang pag-alinsunod.

At cung-may maáuang maglimós ng canin
sa cay Isabelang agad na dadalhin,
icao po iná co ngayón ay cumain
marálita quita, di anong gagauin.

Sa misteriong aua ng Poong si Jesús
pagcabúhay nila,i, parati sa limós,
ito,i, talaga na,t, caloob ng Dios
di caringatdingat hininga,i, natapos.

Bagama,t, napatíd ang hiningá niya
confesió,i, quinamtán niyóng caloloua,
ng oras ding yaón ay tinamó niya
ang malualhating tahimic na gloria.

Ng arao ring yaón ay ipinalibíng
ang bangcay ng iná na sinta at guilio,
dito na minulán ang pananalangin
sa arao at gabí sa mahal na Vírgen.

Namatáy na iná,i, aquing pabayaan
at cay Isabela ipagpatuluyan,
bulág na alila siya,i, napaalam
ganitó ang uicang caniyang tinuran.

Ani Isabela paalam na acó
bendicionán yaríng abáng pamangquin mo,
doon na sa gloria magquiquita tayo
cung ipagcaloob ng Poóng si Cristo.

Sa pagpapanáta taním cong laon na
bayaan ang layao at masoc sa monja,
yaóng caruc-haáng lubhang maligaya
at upan din lamang camtán co,t, maquita.

Tugón ng alila sa caniya,i, ito:
di co masansála pagpapaalam mo,
maguiguing sála co sa Poóng cay Cristo
cung aquing ibaual magandáng nais mo.

Ngayón yaring aquing bendicióng habilin
sa pagpaalam mo ay siyang baunin,
idalangin mo rin sa Dios at hingín
sa gloria ng langit tayo,i, macarating.

Ng mabendicionan lumacad pagdaca
sa loób ng ciudad ay pumasoc siya,
nagtulóy na agad sa may monasteria
sa madreng portera,i, naqui-usap siya.

Ani Isabela iyo nauáng camtán
marangal na madre ang caliuanagang
*doce Excelenciang* camahalmahalan
sumaiyo nauá sa Dios na laán.

Ang tugón ng madre,i, salamat sa iyo
nguni anóng sadyá ng pagparito mo,
ani Isabela,i, cun calooban mo
sa bunying priora,i, maquiusap acó.

Pagcasabing gayón nanhíc na pagdaca
ang porterang madre sa nasabing priora,
sa camahalan mo,i, paaampóng sadya
ang quinulang pálad babaing ulila.

Ang sagót ng priora,i, biglang papanhiquin
cun sinoman yaóng ibig paalipin,
portera,i, nanaog at sinabing tambing
háyo,t, magtulóy ca,t, sabihin ang hilíng.

Nagtuluyan nanga bunying Isabela
sa púnong priora,i, naquipag-usap na,
at nagpatirapáng humalíc sa paá
nagmamacaauang alipinin siya.

Anitong priora,i, pagtindig bunsó co
pagsabi ng sadyáng sa aqui,i, ibig mo,
sino naman tabi mga pangalan mo
ang lagay mo naman ay ng matantó co.

Acó pó,i, ulilang pobreng Isabela
isang binibining linac-hán ay villa,
naguing panáta co sa Vírgen María
di co sisirain ang púri co,t, honra.

Ang amá co,t, iná ualá na,t, namatay
aco,i, nag-iisang bugtóng na naiuan,
ang nása co namang ibig paglingcorán
ang una,i, sa Dios pangalaua,i, icao.

Ang tugón ng priora,i, salamat aniya
sa iniibig mong acalang magandá,
saclolohan ca ring hulugan ng gracia
magandáng nása mo,i, siyang magcalara.

Cung totoóng tica,t, mga pag-ibig mo
maglingcód sa aquin ang una,i, cay Cristo,
maguing servienta cang manahán na dito
sa magandáng gauá ng icáo,i, matuto.

Ani Isabela lalo co ngang hangád
ang magpacabába,t, magsilbi sa lahat,
gauin mong alipin cung maguiguing dapat
ay di tumatangui ang abá cong pálad.

Ang uica ng priora cun siya mong pita
ang maguing utusa,t, alipin nila,
ng oras ding yaón inahabilin na
sa púnong maestra mayor cocinera.

Itóng pobreng itó,i, gauin mong alipin
huag tatasahan sa mga pagcain,
pagpalain siya,t, inyóng mamahalín
anomang iutos caniyang susundin.

Dito na minulan ang pananalima
ng bagong alipin na si Isabela,
ualang sinusuáy balang utos nila
malaqui ang tua punong cocinera.

Bagama,t, alipin tunay ang caucol
na mahal sa priora,t, tanang naroroón,
diquit manalima, sumuyo,i, marunong
ang mga casama ay nalilingatong

Sa gayon ng gayon pagsisilbi niya
nagsipag-acála ang mga servienta,
nagpulong ng lihim sa canilang priora
ang dahila,t, bagay ay cay Isabela.

Anang isa,t, isa ay ating sabihin,
punong cocinera,i, ating sapacatin,
na itong cuhilang babaing alipin
sa madreng alila dito,i, paalisin.

Sa damdam co baga tayo,i, masasacláp
priora,i, nagagalit sa atin ng lahat
cagagauan noon conua,i, masipag
hamac na alipin ang linac-ha,i, gubat

Ano pa,t, marami ang masamang hangad
ng mga alilang gumaua ng usap
sumunod ma,t, dili,i, aapihing agad
saca mumurahin ng cahabag-habag.

Madlang upasala ay iquinacapit
sampóng cocinerang naacay sa inguit
pauang binabatá yao,i, tinitiis
ng cay Isabelang loob na malinis.

Mga binibini,i, di sucat pagtac-han
masasamang budhing capanaghilian,
dito man sa atin marami,t, macapal
nag-oopasala sa di catuiran.

Di co tinutucoy na sila,i, capara
sa nilindilindi ng mga dalaga,
dapat na tamaan ang mga may sala
at ang hindi naman tauad sa canila.

Caya co sinabi ang bagay na yaon
siya cong naquita lacad ng panahón,
magsabi man lamang ay di pa marunong
at cung sa pagpula ay sacdal ng dunong.

Itiguil co ito at ang aquing sabihin
ang cay Isabelang buhay na narating,
yaong cocinerang dinaig sinupil
umayon sa tanang naroong alipin.

Tuing mag-uutos yaong cocinera
ng ano man lamang sa cay Isabela,
may dungol may dagoc tampal at iba pa
na di lamang halos manao ang hininga.

At pag-uiuicaan ng sabing di toto
di sucat macain ng alin ma,t, sino,
alipin aniya tamád cang totoo
matacao cang labis sa balát ng mundo.

Sucat manghinayang ang amá mo,t, iná
ng pagpapalamo,t, lubhang matacao ca,
banta co,i, ugali,t, gaua mo tuina
manlansangan lamang gumalagala ca

Saca mumurahin pagsasabayanan
ng mga servienta ng mga tungayao,
mata,i, susurutin at sasabunutan
iba,i, susuntuqui,t, ipag-uuntugan.

Cung mahirapan na ang pobreng alipin
ang ngalan ni Cristo siyang tatauaguin,
pagcaringig nito,i, muling mumurahin
ng mga casamang palamara,t, tacsil.

Itong ualang hiya conua ay banál
bago,i, mag-antanda,i, hindi man maalam,
ang acala yata ay catutuaán
at huag utusan ng anoman lamang.

Cami,i, huag mo ng itulad imuc-há
sa amá,t, iná mong parang panganyaya,
hayo,t, lumayas ca ngayon din magbiglá
at huag ca ritong magmagandang gauá.

Cung matanghali ang oras ng pagcain
sa punong priora ay ating sabihin,
na itó anilang nasoc na alipin
ang mabuti rito,i, ating paalisin.

Tulóg at tamád pang hindi mautusan
cung malapit dito dumarabog naman,
sa sumbong na ito,t, calapastanganan
ang pobreng alipin naquiquinig lamang.

Di man sumasagót ang punong priora
sa mga servientang nangagsipagbadyá,
ang pinagmamasdan sa cay Isabela
cung totoó bagá itong sumbong nila.

Ang pobreng alipin di man nagtatahan
balang utos nila ay guinagampanan,
ang uica ng priora sa servientang tanán
siya,i, aamuin cung inyong utusan.

Lalong nag-iinit ang hibo ng tucsó
ng mga servienta sa sagót na itó,
nag-ibang acala gauang dili toto
at ng mapaalis itong pobreng tauo.

Doon sa cocina cung napipisan na
cucuha ng caning lamíg at panís pa,
at ipacacain sa cay Isabela
labis na pag-apí sa pobreng casama.

At cung hindi caya,t, ang pobre ay ayao
bubuc-hin ang bibig saca susubuan
ng panís na caning cahalo ay lauay
cauicaan nila,i, upang mahirapan.

Cung mabitiuan na,t, siya,i, naglalambot
caputóc man lamang ay di sumasagót
uiuicain lamang Panginoong Dios
madálita co rin ang mura,t, pag-ayop.

At cung mapagabi,t, siya,i, mahiga na
gauá ng servienta sa cay Isabela
ito,i, pasaquit din di sucat mabatá
babasín ang damít tulóy lulurhán pa.

Baquit itong damít na nasa catauán
pauang guisíng-guisí,t, lampín ang cabagay,
halos bacás uling at dumidumihan
na cahabag-habag panoori,t, tingnan.

Malaquí ang tuá at pasasalamat
ng pobreng babai sa Virgeng mapalad,
aniya,i, o Jesús di man yata dapat
at di pa anino ng dalá mong hirap.

Itó nga ang siyang gauang parati na
ng bagong servienta cung matulog siya,
ang hirap ni Cristo,i, siyang alaala
at ang pitóng sáquit ng Virgen María.

Yaring aquing hirap Jesús na maalam
(ani Isabela) di pa yata bagay,
hulog na misterio sa caparusahán
hangang sa mapatíd ang hiningang tangan.

Quinaimipán ca,t, nagsipanaghili
at ang catauán mo,i, binidbid ng tali,
guinauáng tuláy ca ng masamáng budhi
at tinuntungan cang hindi na nangimi.

Itinuloy ca pa sa lilong cay Anás
ipinaghatiran hangang sa cay Cayfás,
doon ca isinoot tuloy napatapac
sa haliguing bato,t, guinapos cang agad.

Hinihiling co rin sa gabi at arao
itong paralita sa aquing catauan,
matiis co naua at mapaglabanan
para ng parusang tiniis mo naman.

Itinuloy ca rin cay Poncio Pilato
hucom na sucaban at cuhilang tauo,
di ca hinatulan Jesús na Poón co
at sa Galilea,i, doon itinungo.

Doon ca tinanong Jesús na mariquit
niyong tampalasang lilong si Herodes,
ng hindi masunod ang pita at ibig
cay Poncio Pilato muli cang nabalic.

At hinatulan ca ng maling sentencia
Cruz na malaquí pinapagpasan ca,
at sa Jerusalém inilibot nila
hangang di namatáy ang Poóng co,t, Amá.

Sino man ay ualang naaua cay Jesús
sa pagal at hirap di matapos tapos,
cundi nga ang isang maauaing lubós
pumahid ng pauis at dugóng umagos.

Binihis mo namang pinagcalooban
mabunying matrona ng tatlong larauan,
ano caya Jesús ay di pa mabagay
magcamit ng iyong auang mahinusay.

Itinuloy ca pa sa Monte Calvario
at ipinaco ca sa Sacro-Madero,
ang naguing dagdag pang pahirap sa iyo
inulós ng sibát ang taguiliran mo.

At pinainom ca ng apdóng mapait
¡ay Jesús na Poón! paua mong tiniis,
siyang pagcamatáy ng arao ng Viérnes
ang caloloua mo,i, nac-yat na sa langit.

Icao,i, ualang sala cahit cacabacas
nagtiis ng sáquit at madlang pahirap,
hinihingi co rin sa lahat ng oras
sa iyo ¡Jesús co! ang magandang palad.

Di co pag-aanhin sa bagay na ito
nagcataon naman yaong arzobispo
ay nananalangin sa caniyang cuarto
sa Dios na Amáng Haring masaclolo.

Hinihingi co rin sa Dios na mahal
ang lalong mabuting mga cabanalan,
houag mong itulot sa demoniong laláng
vanidad ng mundo na lilo,t, sucaban.

Misteriong daquila ng Poóng si Cristo
nangagcantang voces ang uica,i, ganito,
tála ay sumicat liuanag ng mundo
ang quinalalaguian isang monasterio.

Ang hinahanap mo,i, di iba at iyan
na nagpacamurang malubay ang asal,
na sa monasterio,t, doon tumatahán
sa lahat ng monja,i, caapi-apihan.

Siyang parunan mo ang uica ng letra
bunying arzobispo ng iyong maquita,
at pagmalasin mo sa lahat ng monja
sa cahirapan niya,i, guintó ang corona.

Oo datapua,t, pacaingatan mo
ilihim sa lahat ng alin ma,t, sino,
at ang panaghili,i, marami sa tauo
baca cainipa,t, cainguitan ito.

Pagcauica nito,i, naualá pagdaca
ang namamaraling nagcacantang letra,
arzobispo naman capagca-umaga
palacio,i, iniuan na pa sa beateria.

Ano,i, ng dumating yaong arzobispo
portera,i, tinauag ang uica,i, ganitó:
sa iyong priora aco,i, sabihin mo
cung pahintulutang macapanhic aco.

Ang madre portera ay pumanhic naman
sa priora,i, sinabi ang bagay dahilán,
bunying arzobispo,i, nagbibigay alám
na siya,i, papasoc cung iyong calooban.

Pagcauicang gayón priora,i, nagpahayág
sa mga monja at servientang lahat,
ang lahat ng padre,t, arzobispong hayág
ating salubungin ng galang na tapat.

Ng macapasoc na ang padre na lahat
señor arzobispo ay nulíng nangusap,
cayong lahat dito ngayón ay humaráp
calagayan ninyo,i, ibig cong mamalas.

Sa madlang dumating ay ualá isá man
na sa arzobispo,i, magpaquitang señal,
ang uica ng priora,i, tauaguing biglaan
ang nasa cocina cahit alipin man.

Umulíng tumauag ang punong priora
lumabás ca dini bunying Isabela,
maringig ang gayón lumapit pagdaca
di sucat matingnan sa hirap na dalá.

Yaóng arzobispo,i, humanga,t, namaang
sa cay·Isabela ng anyó at lagay,
sa caniyáng muc-ha,i, parang naquiquintal
ang labing-dalauang Excelenciang mahal.

Ang coronang guintó na nasa sa úlo
(anaqui resplandor sumicat na Febo)
na di matitigan niyóng arzobispo
ang pamamanaag ng coronang itó.

Sa tanang naroon ay ualá isá man
di macapangusap at natitiguilan,
anang arzobispo,i, malís cayong tanan
pobre ay matirá sa aquing harapán.

Ng macapasoc na ang monja,t, servienta
sampó pa ng priora,t, madreng iba,t, ibá,
dito sinariling quinausap niya
ang pobreng alipin na si Isabela.

Mahal na babai anang arzobispo
huag magcailá sa itatanong co,
magmula at sapól hangang maguing tauo
anóng cabanalan ang guinagaua mo.

Ani Isabela cung acó po,i, ualá
mga cabanalan hangang naguing bata,
cundi ang acó po ay magpacababa
at magpacaapí sa aquing capua.

Anang arzobispo diyata,i, ualá na
munting cabanalan capagcabáta na,
ani Isabela ng buháy si iná
balang útos niya ay tumatalima.

Catapustapusa,i, hangang maparito
lalong naguing duc-ha,t, naapi na aco,
cahit murahin man ng capua tauo
napasasalamat sa Poóng cay Cristo.

Anang arzobispo cung gayon (aniya)
mga cabanalang gaua mo tuina,
magmula na ngayon lalong dagdagan pa
cababaang loob at pananalima.

Caya háyo cana at aco,i, paalam
ang Dios na Amá icao ay lagacan,
cahimanauari iyo nauáng camtán
ang malualhating Paraisong bayan.

Ipagparito co sa cay Isabela
doon sa cosina siya ay nasoc na,
ang mga servienta sampóng cosinera
tinanong cung anó uica sa caniya.

Ualá póng anoman cundi ang sagót co
sa tanong sa aquin niyóng arzobispo,
cung anóng gauá cong cabanalan dito
liban sa manuyo sa capua tauo.

Anang cosinera at mga servienta
bulaán cang dati nagcacailá ca,
ang catotohanan pag-di ibinadyá
ay magcacamit ca ng malaquing dusa.

Di co pag-aanhin cung ilang buan na
hirap din at hirap ang cay Isabela,
ang mga servienta sampóng cosinera
madlang parálita ay dinagdagán pa.

Mga cahirapa,i, pauang tinitiis
nitóng Isabelang matimtimang bait,
ay caringat-dingat siya,i, nagcasaquít
at húlog ng Dios talaga ng Langit.

Mana,i, sa maquita mayor cosinera
ay sinabing agád sa punong priora,
mayroon pong saquit yaong Isabela
iyo póng dalauin ng iyong maquita.

Lumabás ang priora pagdaca,i, tiningnan
abáng Isabela na may caramdaman,
mayor cosinera ay pinagbilinan
sa mga pagcain ay aalagaan.

Mga casamahá,i, pauang tampalasan
sa cay Isabela na may dinaramdam,
ang panís na canin ang ibinibigay
at binabasá pa baníg na hihigán.

Mulí cong sabihin arzobispong bantóg
isang hating gabí sa pagcacatulog,
parang nagulangtan ang caniyang loób
na di mapagháca at hindi maabót.

Siya,i, nanalangin sa Poóng cay Cristo
at pinag-uauari ang bagay na itó,
misterio ng Dios dating masaclolo
may nagcantáng voces, ang uica,i, ganito.

Bunying arzobispo ang uica ng voces
tainga,i, iquiling icao ay maquinig,
yaong Isabelang babaing mabait
Dios ay nag-útos na cuning mapilit.

Caya hayo ca na,t, iyóng cumpisalin
mga saclolo mo pagdaca,i, pacamtín,
at ngayon ding gabi huag liuanaguin
at sa monasterio,i, pumanhíc cang tambing.

At saca naualá hindi na nagbadyá
ang nagmamaráli na nagcantang letra,
yaóng arzobispo,i, nanaog pagdaca
at ibá,t, iba pang casamahán niya.

Di co pag-aanhin ng sila,i, sumapit
mag-aalas cinco oras na tahimic,
agad nagpasabi at tulóy pumanhic
arzobispo,t, ibang mga religiones.

Doon sa cosina,i, agad nagtuluyan
yaong arzobispo,t, padreng caramihan,
pauang namamanghá at natitiguilan
sa cay Isabelang malubáy na asal.

May isang liuanag na sacdál ng diquit
na parang lucernang nunucál sa dibdib,
ang pinagmumulán di nila mabatid
itó ay misterio ng Dios sa langit.

Di co pag-aanhin sa bagay na itó
lumapit na naman yaóng arzobispo,
babai (aniya) aco,i, paquingan mo
ang mga aral co,i, mabuti sa iyo.

Ang lahat ng tanan na nacamumura
umapi,t, lumáit sa iyo Isabela,
iyong patauarin sa nagauang sala
at ng icao nama,i, magcamit guinhaua.

Uala ca mang sala ngayon cung hindi ca
sa iyong capua,i, magpatauad bagá,
ay uala ca namang hihinting guinhaua
maguing cabayarán dálitang dinalá.

Caya ang uica co,i, iyong patauarin
ng minura-mura,t, mga gauang linsil,
sa oras na itó ng iyong sapitin
ang langit na gloriang ualang macahambing.

Ualá ca ngang salang talastas ni Cristo
minura ca nila,t, inapíng totoó,
di baquit si Jesús minura ng judio
pinatauad niya,t, binig-yang saclolo.

Ano,i, ng matapos itong pangangaral
quinumpisál agád tuloy naquinabang,
ang Santo Oleo siya,i, pinahiran
panghugas sa salang minana cay Adán.

Sa pagpapa-Jesús niyong arzobispo
ang tangan sa camay isang Santo Cristo,
babai aniya tumauag ca rito
at itó ang Haring sumacop sa tauo.

At ng lumiuanag ng dacong umaga
anang arzobispo,i, buhatin (aniya)
ang mahal na martir na si Isabela
sa oras na ito,i, Dios ang cumuha.

Ng sa calahatáng matantó ang gayón
nanalangin sila sa Dios na Poon,
saca quinantahan naman ng TE-DEUM
niyong arzobispo,t, padreng nangaroon.

Sa pagcacantahan ng padreng lahat na
gumibic ang tanang nangaroong monja,
nangagsipagdasal ng mga letanía
patungcol sa pobre na cay Isabela.

Ang cahangahanga na sucat pagtac-hán
sa loob ng tauo na sino,t, alin man
lahat ng campana sa boong Portugal
pauang nangatugtog sa caniya,i, alay.

Espíritu Santong icatlong Personas
ng matanghali na arao ay matapat,
yaong pobreng mártir nagbatang naghirap
ay sinusucuban ng boong liuanag.

Ang catacatacáng himalá ng Dios
doon sa liuanag na napapanood,
isang catreng guintó pagdaca,i, sumipót
ang mga ángeles casama,t, casunód.

At saca binuhat nilang pinag-inam
ng mga ángeles ang pobreng catauan,
at sa catreng guinto,i, doon inilagay
casabay ang madlang voces angelical.

Lahat ng naroon ay napapatiguil
sa himaláng yaóng di nila malining,
sumingao na bangó,i, ualang macahambing
ang cahalimbaua,i, sa langit nangaling.

Ang lahat ng padre,i, doon ay lumapit
pauang tumutulong sa catauáng ibig,
at ang caloloua,i, sa ángel dinapit
itó ay hulog nga ng Dios sa langit.

Ipinagcacantá ng naroong tanán
yaóng caloloua ng catauang banál,
halina sa gloria doon ca tumahán
at sumagana ca sa langit na bayan.

At saca nagbalic yaong caloloua
sa catauan niyang caligaligaya,
tulóy ang pagbati,t, pagpupuri bagá
mapalad ang uica sa babaing ibá.

Na di man nagbacás salang original
at nagpaca imbi tumangui sa layao,
muc-há ay tahimic cahit murahin man
ng capua tauo sa mundong ibabao.

Mapalad na ilóng na hindi naghangad
sumamió ng bangó alin mang bulaclác,
ang bangó ng langit ang siyang hinanap
ang sa mundó nama,i, tinalicdáng lahat.

Marangal na matá na di man tumingin
sa madlang paraya ng layao na tacsíl,
itóng caloloua,i, hagcán at purihin
ang catauan niyang mapalad na mártir.

Matamís na bibig na hindi binucá
cun hindi sa ngalan ni Jesús na Amá,
mapalad na lubhá ang iyong tainga
sa di paquiquinig sa uica,t, pagmura.

Buhóc na magulo na di minamahal
di nagtanáo hiyas at di man sinuclay,
mapalad na paá na di pinahacbáng
at di nagmapuri sa mundong ibabao.

At mulíng lumacad yaóng caloloua
halina catauán halica na sinta,
sa hirap mo dito,i, ng mabayaran ca
tamuhin mo,t, camtán ang langit na gloria.

At doon sa langit ay sasamiohin mo
yaóng cabangohan pita ng púso mo,
salamat at di ca pumitas ng tucsó
lalang na paraya sa balat ng mundó.

Ang mga matá mong hindi pinatanao
sarisaring hiyas sa tauong palayao,
ngayo,i, manonood sa langit na bayan
ng lalong mariquit ualang catapusán.

At doon sa langit cacaungapin mo
ang mga Vírgenes na Santa at Santo,
at doon din naman mapapaquingan mo
voces ng ángeles na siyam na coro.

Ang buhóc mo naman ay doon quiquinang
mga cahirapa,i, bibihising tunay,
caya abatá na,t, ng iyong macamtan
Paraiso ng Dios sa iyo ay laán.

Di ibig lisanin nitóng caloloua
yacapin at hagcan ang catauan niya,
at dito sa lúpa,i, di ibig tumirá
sa bayan ng lalong cahirapa,t, dusa,

Caya halica na catauang mapalad
corona sa gloria ng tamuhíng lahat,
magputong sa iyo vírgenes na agad
ng palma at laurél sa úlong marilág.

Quita muna,i, lisan anang caloloua
catauang mapalad na di nagcasala,
yáo na,t, umalis ang casama niya
ang madlang ángeles na nangagcacantá.

Ipagparito co catauáng naiuan
arzobispo,t, monja, padreng caramihan,
nanga ualáng loób at nangatilihan
sa milagrong itó ng Dios na mahal.

Anang arzobispo ay inyong buhatin
itóng catreng guintó at mahal na martir,
at doon sa cuarto pagdaca ay dalhin
at cucunang prueba ng maquita natin.

Sa arao ring yaón agad pinadalá
niyóng arzobispo sa papa sa Roma,
haying presentacio,i, cung mangyari bagá
isang consagración cung marapat siya.

Madali,t, salitá di naman nalaon
sa Roma,i, dumatíng ang bagay na yaón,
guinauad ng papa ang boong petición
capahintulutan binig-yáng hinahon.

Na cunan ng prueba sa pagca martirio
cung tunay at loób ng Poóng si Cristo,
ng hindi masauí sa santo concilio
at maguing heregía ang bagay na itó.

Di co pag-aanhin ano,i, ng mabatíd
niyong arzobispo at ng tanang padres,
ang boong libertad at padaláng bihis
capahintulutan ng papang mariquít.

Yaong arzobispo at padreng lahat na
nagsipanalangin sa Dios na Amá,
camunti mang sinag ng malaman nila
ang catauang mártir cung tunay na santa

Isang matahimic gabing cadilimán
arzobispo,t, ibang nagsisipagdasál,
di caguinságuinsá ay nagcacantahan
ang mga ángeles corong capisanan.

Ipinagsasayá quinacantá nilá
mapalad na bunying santa Isabela,
bucód cang tinangi sa babaing ibá
ng Virgen Maríang maauaing Iná.

Dito na sumingao ang daquilang bangó
at halos ng sumiquip sa boong palacio,
ang lahat ng monja, padre,t, arzobispo
namanghá,t, nagtacá sa bagay na ito.

Nagtuluyan nangang pumanhic sa selda
na quinalalaguian catauán ng santa,
ang isang milagro na dito,i, naquita
misterio ng Dios caloob sa caniya.

Biglang lumiuanag na lalo sa Arao
ang dilim ng gabí na catahimican,
ang mga candila ay nanga sindihan
sa haráp ng santáng camahal-mahalan.

Dito na dinapit at binuhat nila
ang mahal na santa ng lahat ng monja,
catauang mapalad sa templo,i, dinalá
casama,t, casunod ang padreng lahat na.

At doon din naman itong arzobispo
pinag-oracionan at pinagfestejo,
na siyam na arao parating guló
sa loob ng ciudad ang lahat ng tauo.

Siyang pagcabantóg sa sang caharian
milagro ng santa na pinagtatac-hán,
ang tauong may saquít paroo,t, dumalao
ay agad gagalíng hirap ng catauán.

Itó nga ang siyang naguing cauacasan
ng buhay ng santang lubhang matimtiman,
at naguing patrona ng boong Portugal
ng unang panahón at magpangayon man.

Piling camahalan dini co itiguil
ang ejemplo,t, vida ng catauang mártir,
cahulugan nito,i, siya cong sabihin
sa nangariritong matang tumitingin.

Ito nga,t, di iba simbahan mong mahal
catulad cauangis templo ng Portugal,
villa ng Corpión sa santang nilac-han
maparis ang iyong mahal na bacuran.

At icao honradong may bahay na amá
matulad (anaquin) sa mahal na santa,
mga familias mo,t, iba,t, ibang bunga
maquinabang doon sa payapang gloria

At sa inyó naman quinadalagahan
ay mitas ng lalong cabutihang asal,
macasunod cayo,t, inyong pamarahan
ang magpacamura,t, lisanin ang layao.

Di co tinutucoy ang pagca honrada
mayama,t, mahirap at iba,t, iba pa,
ang mabuting asal ang siyang maganda
mamahalin natin sa Dios ang una.

Naguing ugali na sa mundo ay lacad
ang mga dalaga cahit ualang pilac,
ay nagpapabango ng madlang bulac-lac
at ang dinaramit sari-saring hiyas.

Mabuti na lamang cung caniyang gastá
at di sa lalaqui caniyang quinuha,
bagongtauo naman sa catamaran niya
di pa umaása cundi sa dalaga.

Cun caya gayón na caniyang acala
lumalo sa ibang babaing capua,
pintuhuin bagá,t, igalang ng madlá
halos na ang Dios ay di magunitá.

Mga binibini,i, huag naman cayo
mangagsalooban sa sabi cong ito,
at cung cumuha ca ng icagagalit mo
saan nga di icao ang may gaua nitó.

Caya nga,t, icao rin may capangyarihan
pumitás ng lalong gauang cabanalan,
cabanalang ito ay di sapilitan
cundi nga lalong ibig ng catauan.

Oo datapua,t, catungculan natin
muhang pangangaral sa sino ma,t, alin,
pangaco ng Dios iniuan sa atin
ibiguin ang capua sampóng Ináng Vírgen.

Para ng quinathá ejemplong daquila
sa mahal na santa na nagpacababa,
binihis ng Dios sa hirap na madla
na ang cabayaran ualang hangang tuá.

Ito nanga lamang siyang catapusán
ng salitang munting aquing nacayanan,
cun baga sacali,t, sa letra,i, magculang
capupunan nito cayo na póng tanán.

